# KALATAS

Opisyal na Pahayagan ng Rebolusyonaryong Mamamayan ng Timog Katagalugan

TOMO 40 BILANG 2 BASAHIN AT TALAKAYIN PEBRERO 2020


EDITORYAL

## Itulak ang pagwawakas ng paghahari ng imperyalismong US sa Pilipinas

Abalang-abala ngayon ang rehimeng Duterte sa isa na namang pantakip na palabas sa sariling kainutilan at kabulukan. Ang kanilang pakulo: ang pagpapabasura sa Visiting Forces Agreement (VFA) sa pagitan ng imperyalismong US at Pilipinas.

Malaking kalokohan ang palabas na ito. Walang bahid ng makabayang interes ang mga hakbangin ng rehimen kontra sa VFA dahil bahagi lamang ito ng kanyang pakikipagtawaran sa US para sa mas malaking ayudang militar at ekonomiko. Sa isang banda, gumaganti siya sa pagpapataw ng gubyerno ng US ng parusa sa mga alipures niyang imbwelto sa gera kontra-droga, pagpapakulong kay Senador Leila de Lima at panggigipit sa mga kritiko ng rehimen tulad ni Maria Ressa, CEO ng Rappler. Sa likod ng pagbabanta, umaasa si Duterte na magsusumamo ang US para isalba ang kasunduan kapalit ng "mas mainam" na mga kundisyon at konsesyon. Nagmamaniubra din si Duterte na gamitin ang pakikipagmabutihan sa China at Russia na karibal ng US upang lubusin ang suporta ng US para mapalawig ang kanyang kapit sa kapangyarihan.

Walang hangarin si Duterte na palayain ang Pilipinas mula sa mga imperyalista. Ang totoo'y umaasa siya sa mga ito para tupdin ang kanyang ambisyong pampulitika at pananatili sa kapangyarihan.

Nakagawa ng malaking pagkakamali at miskalkulasyon si Duterte nang masubo siyang tapusin na ang kasunduan sa VFA sa US. Sa halip na suyuin siya ng US, di inaasahan ng Malakanyang na magiging malamig ang tugon ni Trump. Sa kabilang banda, kabi-kabila ang palahaw ng mga pro-US na mga senador, kongresista at iba pang mataas na upisyal ng reaksyunaryong gubyerno sa pagputol ni Duterte sa VFA. Malakas din ang pagtuligsa at palahaw ng mga tagagawa ng upinyon sa masmidya sa pagtapos ng VFA. May mga hakbang nang kwestiyunin ito sa reaksyunaryong Korte Suprema.



# KALATAS

*Pebrero 2020*
*TOMO 40 BILANG 2*

NILALAMAN



*Ang KALATAS ang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Timog Katagalugan. Pinapatnubayan ito ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Inilalathala ito ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at ng Bagong Hukbong Bayan ng Timog Katagalugan.*

*Inaanyayahan ng pamatnugutan ang mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan. Magpadala ng mga komentaryo at mungkahi, balita at rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan. Ito ay tumatanggap ng mga liham sa:*

 st.kalatas@gmail.com

 balikwastk.wordpress.com

Anu't anuman, pinasiklab ni Duterte ang sitwasyong paborable sa pakikibaka ng mamamayan para sa tunay na paglaya. Kung tutuusin, matagal nang tumindig ang mamamayan para ibasura ang VFA simula nang ipinanukala ito ng rehimeng Ramos hanggang sa mapirmahan noong Pebrero 1998. Nakatatak na sa kasaysayan ang pagdaluyong ng paglaban ng sambayanan sa VFA sa pagputok ng Subic Rape Case noong 2006 at pagpaslang kay Jennifer Laude noong 2014. Matagal nang isinusuka ng mamamayan ang VFA at iba pang maka-isang panig na tratadong militar na nagpapahintulot sa panghihimasok ng imperyalismong US—ang 1947 Military Assistance Agreement, 1951 Mutual Defense Treaty (MDT), 2002 Mutual Logistics Support Agreement (MLSA) at 2014 Enhanced Defense Cooperation Agreement (EDCA).

Sapat na ang mga aral ng kasaysayan bilang batayan ng pakikibakang bayan para sa paglaya mula sa imperyalismong US. Mula sa pag-angkin ng US sa Pilipinas kapalit ng 20 milyong dolyar na kabayaran sa Espanya sa ilalim ng Tratado ng Paris pagkaraang matalo ang Espanya sa digmaan sa US, pinanatili ng US ang kolonyal na paghahari sa bansa. Ginawa itong tambakan ng sarplas na produkto, habang pinipiga ang murang lakas-paggawa ng mga Pilipino para sa supertubo ng malalaking kapitalista ng US. Walang habas ding dinambong ng imperyalismong US ang likas na yaman ng bansa na iniluwas bilang hilaw na materyales ng mga industriya nito. Para maisakatuparan ito, sinanay ng US ang henerasyon ng mga Amboy *(American Boys)* at itinatag ang papet na gubyerno upang matiyak ang kontrol nito sa pulitika ng Pilipinas.

Kasabay ng pagkamkam sa yaman ng bansa ang paggamit dito ng US bilang estratehikong base militar. Binuo at sinanay ng imperyalismong US ang reaksyunaryong sandatahang lakas ng Pilipinas upang maging kawangis ng sarili nitong hukbong mapanakop. Sa ilalim ng papet na rehimeng Roxas, pinirmahan ang Military Assistance Agreement noong 1947, isang kasunduan para magbigay na payo at pagsasanay militar ang US sa AFP sa pamamagitan ng Joint US Military Assistance Group (JUSMAG). Sa ilalim ng papet na rehimeng Quirino, pinirmahan noong 1951 ang MDT upang palakasin ang depensa at kooperasyon sa seguridad sa pagitan ng mga tropang US at Pilipinas sa ilalim ng isang 'alyansang militar'. Ito ang naging pundasyon ng VFA na nagbigay ng pambihirang pribilehiyo sa mga tropang Amerikano. Pinalalim pa ang pagkatuta ng bansa sa aspetong militar nang makipagsundo ang rehimeng Arroyo sa MLSA noong 2002 at BS Aquino sa EDCA noong 2014—mga kasunduan ito na tahasang nagbigay sa US ng kontrol sa mga base at pwersang militar ng Pilipinas.

Nagbunga rin ang mga tratadong militar na ito ng mga paglabag sa karapatan ng mamamayan at pinsala sa kanilang pamumuhay. Damang-dama ito sa rehiyong TK na madalas pagdausan ng Balikatan Exercises at lokasyon din ng ilang base ng mga tropang Amerikano. Tampok dito ang pagpapalayas sa mga mangingisda mula sa Oyster Bay, Puerto Princesa City, Palawan na tinayuan ng base nabal ng mga tropang US. Matinding pinsala sa kalikasan ang dala ng paglalayag ng mga barkong pandigma ng US sa karagatan ng bansa na nasaksihan ng buong mundo nang sumadsad sa mga bahura ng iniingatang Tubbataha Reef ang USS Guardian noong 2012.

Kinakatuwang din ng AFP ang tropang US sa paghahasik ng teror sa mga operasyong militar na inilulunsad nito laban sa rebolusyonaryong kilusan. Dinadayo ng tropang US at tagasunod nitong AFP ang Mindoro, Palawan at Batangas para pagdausan ng mga pagsasanay sa taunang Balikatan. Takot ang naramdaman ng mamamayan sa mga probinsyang

ito sa madalas na paglipad ng mga helicopter at walang puknat na mga operasyong militar na isinasagawa bago at habang nagsasanay ang dalawang tropa. Ikinukubli naman sa mga *humanitarian* at *medical mission* ang tunay na layunin ng tropang US na hasain pa ang kakayanan ng mga sundalong Pilipino para sa mas mabangis na kontra-rebolusyonaryong gera sa bansa. Ang kasalukuyang pagsasanay na Balance Piston sa Palawan at katatapos lamang na ehersisyong panghimpapawid sa San Fernando Air Base sa Lipa, Batangas ay pagpapatuloy ng ganitong kalakaran—at mga patunay na walang balak si Duterte na talikuran ang US.



Hindi kailanman pwedeng asahan ng mamamayan si Duterte o ang sinumang reaksyunaryong pangulo na magtaguyod ng pambansang kasarinlan at nagsasariling patakarang panlabas nang hiwalay sa US. Kung mayroon mang tunay na nag-aadhika ng pambansang paglaya, ito ay walang iba kundi ang nakikibakang mamamayan na ipinagpapatuloy ang di natapos na rebolusyong pinamunuan ni Andres Bonifacio at iba pang patriyotiko subalit sa balangkas ng isang bagong tipo ng pambansa-demokratikong rebolusyon. Ang pagtatagumpay ng isinusulong nating bagong demokratikong rebolusyon ng bayan ang ultimong lalagot sa tanikala ng ating pagkaalipin sa mga imperyalista, at magtatakda ng ating pagsasarili bilang isang tunay na malayang bayan.

Sa pagbasura sa VFA, muling inilagay sa pambansang entablado at debate ang usapin ng dominasyon ng US sa Pilipinas sa mga usapin sa ekonomiya, pulitika at pambansang seguridad. Pinukaw nito ang patriyotikong hangarin ng sambayanan. Ngayon, maingay ang mga panawagan di lamang para sa pagtapos sa VFA kundi sa lahat ng kasunduang militar at pangseguridad sa US kabilang ang MAA, MDT, MLSA at EDCA.

Kaliwa't kanan din ang pagbatikos sa mga burukrata sa gubyerno at mga opisyal ng mersenaryong AFP na pangitang-pangita ang pagkatuta sa US sa pagkukumahog na pigilan ang pagbabasura sa VFA. Unti-unti, naliliwanagan ang publiko sa tuluy-tuloy na pagyurak ng US sa ating pambansang soberanya. Higit kailanman, kailangan ngayong gunitain ang madugong pananakop ng US sa bansa sa panahon ng digmaang Pilipino-Amerikano sa ating kasaysayan.

Hinihingi ng kasalukuyang sitwasyon ang pagpapasikad ng kilusan para sa pambansang pagpapalaya sa harap ng tumitinding krisis sa ekonomiya't pulitika sa ilalim ng rehimeng Duterte at estratehikong paghina ng imperyalismong US at krisis ng pandaigdigang sistemang kapitalista. Panahon ito upang pasiglahin ang mga anti-imperyalistang pakikibaka at ikintal sa isip ng mamamayan ang pagnanais na ganap na lumaya mula sa kamay ng US.

Malaking hamon sa mga rebolusyonaryong pwersa at mga tunay na makabayan na samantalahin ang lahat ng pagkakataon upang umani ng tagumpay at maidirehe ang isyu ng pagbuwag sa VFA sa iba pang kumukulong usapin sa ekonomiya at pulitika sa bansa. Ngayon, kinakailangan ang masigasig nating gawaing propaganda-edukasyon upang imulat ang pinakamalawak na mamamayan sa pagkatuta ng rehimen sa imperyalismo at mapakilos sila para ipagtanggol ang pambansang soberanya at kasarinlan. Higit sa lahat, paigtingin natin ang rebolusyonaryong paglaban sa lahat ng larangan upang itulak ang pagwawakas ng paghahari ng US at tapusin ang neokolonyal na dominasyon ng imperyalismo sa bansa. K

**I ♥ NPA**

*Ano ang kwentong NPA nyo? Ipadala ang inyong kwento, dibuho, at iba pang likhang sining sa st.kalatas@gmail.com upang mailathala sa Kalatas. Mabuhay ang 51 taon ng BHB!*

# Pagbangon mula sa abo

## Ang pakikibaka ng mga biktima ng pag-alburuto ng bulkan Taal

Enero 12, 2020—makalipas ang 43 taon, muling nag-alburuto ang bulkan Taal. Labindalawang munisipalidad at dalawang lungsod ang agad nasalanta at sapilitang pinalikas ang mga komunidad na nakapalibot sa lawa at sa isla ng bulkan Taal. Umabot sa mga karatig lalawigan ng Cavite, Quezon at Laguna ang epekto ng alikabok o *ashfall* mula sa bulkan na nakaapekto rin hanggang Kamaynilaan at ilang bahagi ng Mindoro, Bulacan at Pampanga. Nahaharap ngayon ang mga biktima ng pag-aalburuto ng bulkan Taal sa pagkawasak ng kabuhayan na higit na pinalala ng kainutilan at kapabayaan ng rehimeng US-Duterte.

**Pinsala at epekto sa mamamayan ng pagsabog ng bulkan Taal**

Noong Enero 13, kagyat na nagdeklara ng *state of calamity* ang lalawigan ng Batangas at sapilitang pinalikas ang mga residente na saklaw ng 14 kilometrong palibot mula sa bulkan Taal na itinuturing na *danger zone*. Nagulantang ang higit 600,000 Batangueño. Marami ang napilitang lisanin ang kanilang tahanan, sakahan at kabuhayan upang umiwas sa panganib na dulot ng pagsabog ng bulkan Taal.

Sumunod na nagdeklara ng *state of calamity* ang lalawigan ng Cavite noong Enero 15 na apektado rin ng makapal na *ashfall* at sunud-sunod na pagyanig ng lupa.

Tinatayang mahigit sa P3.3 bilyong pinsala sa agrikultura ang dulot ng pagsabog ng bulkan Taal. Aabot sa mahigit sa 15,000 tonelada ng isdang nagkakahalaga ng P1.6 bilyon ang hindi mapakinabangan at apektado ng mataas na konsentrasyon ng sulfuric acid na nagmula sa *ashfall*. Kabilang din sa napinsala ang mga taniman ng pinya sa mga bayan ng Amadeo, Silang at General Trias sa Cavite. Aabot sa mahigit P500 milyon ang lugi ng mga magsasaka sa pinya samantalang aabot sa P5.6 milyon ang nalugi sa malalapit na palayan at mahigit P88 milyon naman ang nawala sa mga nagtatanim ng mais.



**Pagsabog ng Bulkang Taal**

- 584,236 apektado (Batangas at Cavite)
- 201,472 ang nagsilikas
- P3.3 bilyong pinsala sa agrikultura
- P192.98 milyong pinsala sa imprastraktura

Ang mga pamilyang nakatira mismo sa *volcano island* at pinakamalapit sa bunganga ng lawa ng Taal ang tinamaan ng pinakamatinding dagok—wasak na wasak ang kanilang mga bahay, iba pang ari-arian, taniman, nangamatay ang kanilang alagang hayop at apektado pati ang pangingisda sa lawa. Wala na ring aasahang kita mula sa pagiging *tourist guide* at pagpapaupa ng kabayo para sa *horseback-riding* at iba pang serbisyo sa mga turista. Wasak na nga ang kanilang kabuhayan, pinalala pa ito ng pagdedeklara ng reaksyunaryong gubyerno sa *volcano island* bilang *no man's land* na mangangahulugan ng permanenteng dislokasyon sa kanila.

Nangangamba ang mga Batangueño na ang pagsasara sa kanila sa *volcano island* ay mangangahulugan lamang ng pagbubukas nito sa hinaharap sa malalaking negosyong nais magtayo ng magagarbong *resort* at *spa center*–isang mabilis, epektibo at sistematikong pagpapalayas sa mga magsasaka at residente nito.

Maaalalang matagal nang pinaglalawayan ng mga real estate developers ang eryang ito sa ilalim ng 2013 Metro-Taal-Tagaytay Development Project. Sa ilalim ng engrandeng MTTDP 2013, ipapailalim sa pagpapalit-gamit ng lupa ang 14 bayan at dalawang (2) syudad sa baybayin ng lawa at idedebelop para sa agrikultura, eko-turismo bilang mga *cultural heritage sites and areas*. Sa katunayan, halos matatapos na ang kalsada sa palibot ng lawa kabilang ang *baywalk* habang patuloy na hinuhukay at dinadraga *(dredging)* ang Pansipit River na dumadaan sa mga bayan ng Agoncillo, Lemery, San Nicolas at Taal. Tiyak na hindi kasama sa proyekto at planong ito ang kabuhayan ng mga residente sa paligid ng Taal.

**Ang mabagal at inutil na pagresponde ng rehimeng US-Duterte**

Lahat ng mga uri at sektor, mahihirap man o maykaya ay naging biktima ng pagsabog ng bulkan Taal. Pinakamahirap ang kalagayan ng mga bata at matatanda na bulnerable sa *respiratory diseases* dulot ng makapal na *ashfall*. Nariyan din ang matinding *trauma* na idinulot ng tuluy-tuloy na pagbuga ng alikabok, pagyanig ng lupa at pag-alburuto ng Taal.

Umabot sa 121, 331 mamamayang apektado ng pagputok ng Taal ang napilitang tumungo sa mga *evacuation center*. Marami din sa mga lumikas ang pumunta sa kanilang mga kamag-anak at kaibigan sa mga karatig-probinsya at bayan at hindi pa nakakabalik sa kanilang mga tirahan. Habang nag-iisip kung babalikan pa ang kanilang iniwan ay patuloy silang nananawagan ng tulong para sa muli nilang pagbangon.

Hindi kagyat na nakaresponde ang rehimeng US-Duterte sa kalamidad. Kahit nga ang ahensya ng reaksyunaryong gubyernong nakatalaga sa buong panahong pagmomonitor sa aktibidad ng bulkan (PhiVolcs) ay hindi nakapagbigay ng maaga at sapat na pag-abiso sa mamamayan para makapaghanda. Noong pumutok ang bulkan, pangita ang kawalan ng pambansang plano ng rehimeng US-Duterte at ipinapasan niya na lamang sa mga lokal na gubyerno at *non-government organizations* ang paglulunsad ng mga operasyong *relief* at rehabilitasyon. Wala itong pinag-iba sa nangyari sa mga biktima ng mga nagdaang kalamidad sa bansa. Huling-huli na nang pagdedeklara ng *state of calamity* sa buong CALABARZON ngayong katapusan ng Pebrero.

Kulang na kulang din ang nakalaang P25,000 kada pamilyang pautang ng rehimeng US-Duterte upang tulungan ang apektadong mamamayan habang may nakalaang P23 bilyong pondo para sa mga kalamidad sa pambansang badyet bukod pa sa tulong pinansyal at materyal na nagmula sa mga pribadong institusyon at ibang bansa. Imbes na pangmatagalang solusyon para sa panirikan at kabuhayan, limos ang ibinigay ng rehimeng US-Duterte sa mga biktima habang binubundat nito at ng kanyang mga kasapakat na malalaking burukrata-kapitalista ang mga sarili sa pagnanakaw sa kaban ng bayan.

Habang dinaranas ng mga bakwet ang mga kahirapan ng dislokasyon, kawalan ng mga gamit at pangkabuhayan at pagkakasakit, sinamantala naman ng mga bulok at tiwaling upisyal ng rehimen na magpalapad ng kanilang papel sa mga bakwet. Upang diumano'y maipakita ang kanilang pakikiisa sa mga biktima, idinaos ng Mababang Kapulungan ng Kongreso ang kanilang sesyon sa Batangas City at dito tinalakay ang mga itinutulak na panukalang batas para sa pagtatayo ng bagong kagawaran ng gubyerno at dagdag na pondo para sa mga biktima ng kalamidad. Hindi nakakabawas ang ganitong mga pakitang-taong aktibidad sa dinaranas na paghihirap ng mga biktima ng Taal.

**Pagbangon mula sa kalamidad ng bulkan Taal**

Sa gitna ng kriminal na kapabayaan ng rehimeng US-Duterte sa pagtugon sa pag-aalburuto ng Taal, nagkaisa at nagbuklod ang mamamayang Pilipino upang tumuwang at tumulong sa mga biktima.

Ipinaglaban ng mga biktima ang karapatan nilang balikan at irekober ang kanilang mga kagamitan, pakainin at iligtas ang kanilang mga alagang hayop, at makapagligtas pa ng mga gamit nila sa gitna ng ginawang pagpipigil ng mga LGU at PNP na nagdeklara ng *lockdown* sa mga bayang nasa *danger zone*. Iginiit nila ang pana-panahong pagpunta sa kanilang bahay para alisin ang makapal na alikabok sa bubong at hindi ito bumagsak. Naging bukambibig nila na, "kung hindi namin ito gagawin, makakaligtas nga kami sa bulkan pero mamamatay naman sa gutom at wala nang mababalikang kabuhayan".

Marami ang nakisimpatya sa mga biktima ng kalamidad at nagbigay hindi lamang ng tulong pinansyal at materyal kundi laluna ng suportang moral na kailangang kailangan ng mga nasalanta. Maagap na nagpaabot ng tulong ang ibang lokal na gubyerno, pribadong indibidwal at mga *non-government organization* sa buong bansa, at dumaloy din ang mga tulong mula sa ibang bansa taliwas sa mabagal na responde ng rehimeng US-Duterte na batbat ng mga burukratikong proseso at korapsyon.

Kagyat namang nanawagan ang rebolusyonaryong kilusan para sa pagtulong at pag-agapay sa mga biktima ng kalamidad na dulot ng pagsabog ng bulkan Taal. Mula pa sa araw ng pagputok nito noong Enero 12, nagmobilisa at kumilos ang mga rebolusyonaryo at progresibong pwersa upang tumugon sa mga operasyong *relief* at rehabilitasyon.

Matagal pa bago tuluyang makabawi mula sa mga pinsala ng pag-aalburuto ng bulkan Taal. Tinatayang aabutin pa ng mga buwan hanggang taon bago tuluyang magnormalisa ang bulkan, subalit tiyak na lagpas pa rito ang pangmatagalang epekto nito sa mga biktima. Walang katumbas ang *trauma* ng mga biktima bukod pa sa pinsala sa kanilang pamumuhay.

Sa ganitong kalagayan, dapat na itutok ng mamamayang nasalanta ng pag-alburuto ng bulkan Taal ang kanilang pakikibaka para sa kagyat nilang pagbangon mula sa kalamidad. Sama-sama nilang igiit ang agarang pagtugon ng reaksyunaryong gubyerno para sa pangmatagalang rehabilitasyon at sapat na tulong upang muli silang bumangon mula sa abong iniwan ng bulkan Taal. Higit pa rito, kailangan nilang maging mapagbantay laban sa tusong maniobra ng reaksyunaryong gobyerno at mga kasapakat nitong malalaking kumprador-panginoong maylupa para tuluyan silang agawan ng kanilang lupa at karapatan. K



*Kuha mula sa inquirer.net*

# Ang nagpapatuloy na pakikibaka ni Ka Diego

Sa desperasyon ng rehimeng US-Duterte na busalan ang Tinig ng Rebolusyon sa TK, iligal na dinakip ng AFP-PNP si Jaime “Ka Diego” Padilla, dating tagapagsalita ng Melito Glor Command - BHB TK, habang nagpapagamot sa Cardinal Santos Medical Center sa San Juan City, Metro Manila noong Nobyembre 25, 2019. Kagyat siyang sinampahan ng mga gawa-gawang kaso ng rehimen upang patuloy na maipiit ang huli at hadlangan sa paggampan ng mga rebolusyonaryong tungkulin.

Inaresto si Ka Diego kahit siya ay protektado ng Joint Agreement on Safety and Immunity Guarantee (JASIG) at nasa katayuang *hors de combat* na nagpapagamot, sang-ayon sa pinirmahang kasunduan ng NDFP at GRP na Comprehensive Agreement on Respect for Human Rights and International Humanitarian Law (CARHRIHL). Nilabag ng AFP-PNP ang kanyang karapatan nang arestuhin siya sa kabila ng kanyang matandang edad na 72 at malubhang kalagayang pangkalusugan. Itinago siya sa kanyang mga abogado at lihim na inilipat sa bilangguan sa San Jose, Occidental Mindoro.

Nagpakalat ang AFP-PNP ng kung anu-anong kasinungalingan para ikatwiran ang kanilang pagdakip kay Ka Diego. Pinaratangan siyang “terorista” at




pinagkaitan ng karapatan bilang isang detenidong pulitikal, laluna ang atensyong medikal. Pinalalabas pa ng mga pasistang pwersa na “humihina” na ang rebolusyonaryong kilusan sa rehiyon dahil sa pagdakip sa kanya.

Hindi kayang pigilan ng kanyang pagkakadakip ang rebolusyonaryong diwa ni Ka Diego. Patuloy ang kanyang pakikibaka kahit nasa loob ng piitan. Katawan lang ni Ka Diego ang ipiniit ng rehimeng US-Duterte at AFP-PNP, ngunit hindi ang kanyang diwang rebolusyonaryo.

**Inspirasyon sa bagong henerasyon ng mga rebolusyonaryo**

Taliwas sa pinalalabas ng rehimeng US-Duterte, hindi humina ang rebolusyonaryong kilusan sa TK nang dakpin si Ka Diego. Maraming tangkas ng mga bagong kadre na handang tanganan ang mga naiwang responsibilidad at gawain ni Ka Diego. Imbes na mapanghinaan ng loob, itinuring ng mga kasamang ito na inspirasyon si Ka Diego upang magpatuloy.

Bilang isang rebolusyonaryo, maraming kahanga-hangang katangian si Ka Diego. Noong kanyang kabataan, magaling siyang medikal na kinagigiliwan ng masa. Kinikilala rin ng mga kasama ang kanyang talas sa pagsusuri ng sitwasyon at kalagayang panlipunan. Madali siyang lapitan at pagbuksan ng problema, kaya siya ang laging hinihingan ng payo ng mga kasama.

Lagi niyang pinauuna ang interes ng Partido at rebolusyon. Sa buong panahon ng relasyon nila ni Ka Yayang, ang kanyang asawa, mas mahabang panahon ang inilaan nila para sa rebolusyonaryong gawain, nangahulugan man ito na mas madalas silang magkahiwalay kaysa magkasama.

Mahiyain si Ka Diego at hindi sanay sa mata ng publiko. Subalit dahil pinagkatiwalaan siya ng Partido na gumampan bilang tagapagsalita ng MGC - BHB TK, buong husay niyang tinupad ito. Patunay ito ng kanyang diwang rebolusyonaryo na handang gumampan at tumupad sa mga atas alang-alang sa mamamayan.

Sa isang liham, ipinaabot ni Comrade Kathryn na hindi kailangang mag-alala ni Ka Diego dahil hindi nanahimik ang Tinig ng Rebolusyon na pansamantala niyang naiwan. Nagpapatuloy ang pagdagundong ng Tinig ng Rebolusyon sa Timog Katagalugan at buong bansa kahit na siya'y nakapiit. Ang tinig ng mga inaapi at pinagsasamantalahang uri at sektor sa bansa ang kolektibong Tinig ng Rebolusyon na kailanma'y hindi kayang supilin ng rehimeng US-Duterte.

Dahil dito, nakatitiyak si Ka Diego na hindi masasayang ang kanyang sinimulan, at maraming bagong henerasyon ng rebolusyonaryo ang handang tumahak sa kanyang piniling landas.

**Hindi magagaping diwa sa simulain ng rebolusyon hanggang kasalukuyan**

Ngayon pa nangahas ang rehimeng US-Duterte at AFP-PNP na kitlin ang diwang palaban at rebolusyonaryo ni Ka Diego, gayong napangibabawan niya ang lahat ng mga krisis at sakripisyo sa pagpupundar ng rebolusyon

hanggang sa kasalukuyan. Hindi napanghinaan si Ka Diego ng loob kahit noong nagsisimula pa lamang silang iilan. Higit pang tumitibay ang kanyang paninindigan ngayong nasasaksihan niyang libu-libo nang rebolusyonaryo ang katuwang at kasama niya sa pakikibaka.

Si Ka Diego ay nagsimulang magsilbi sa bayan noong 1972, matapos ang deklarasyon ng Martial Law ng rehimeng US-Marcos, upang labanan ang karahasan ng estado at baguhin ang kasalukuyang malapyudal at malakolonyal na lipunan. Naging bahagi siya sa pagpupundar ng rebolusyonaryong kilusan sa rehiyon at pagpapalawak nito sa Batangas kasama si Gregorio "Ka Roger" Rosal sa hangganang Quezon-Bicol at sa Mindoro kung saan siya naitalaga sa kalakhang panahon ng kanyang pakikibaka.

Kabilang si Ka Diego sa mga mahigpit na nagtaguyod sa Ikalawang Dakilang Kilusang Pagwawasto (IDKP), nagwaksi ng maling kaisipan at nanatili sa loob ng kilusan. Bitbit ang mga aral ng IDKP, ibayong sumulong ang pakikibaka sa rehiyon hanggang sa muling nakapagpalakas. Napangibabawan din niya ang pasistang atake ng mga nagdaang rehimen at hindi pinanghinaan ng loob sa harap ng mga krisis na kanyang dinanas.

Ayon kay Ka Melo, isang Pulang kumander sa isla ng Mindoro, "Ginabayan kami ni Ka Diego sa pagharap sa mga krisis upang mapangibabawan ang pasistang atake ng kaaway sa isla." Pinapatungkulan niya ang pagharap ng kanilang pwersa sa bangis ng atake ng Oplan Habol Tamaraw.

Sa gabay ni Ka Diego, nagawa ng mga yunit ng BHB sa Mindoro na ipreserba ang kanilang lakas at mapanatili ang hanay.

**Buong panahong paglilingkod sa bayan**

Walang rekord ng pagtigil at pamamahinga si Ka Diego sa loob ng 47 taong pakikibaka at paglilingkod sa bayan hanggang bago madakip sa ikalawang pagkakataon. Ang nagpapatuloy na pakikibaka ni Ka Diego at ang kanyang pananatili sa rebolusyon hanggang nagkaedad na ay patunay na hindi nagawang gapiin at hindi magagapi kahit kailan ng reaksyunaryong gubyerno at AFP-PNP ang rebolusyon.

Anuman ang gawing pagsupil ng rehimeng US-Duterte, hindi mamamatay ang rebolusyonaryong diwa ni Ka Diego at ang kanyang nagpapatuloy na pakikibaka sa loob ng piitan. Higit na tumitibay ang paninindigan ni Ka Diego dahil sa naipon niyang mayamang karanasan noong nagsisimula pa lamang ang rebolusyon hanggang sa masaksihan at maging bahagi sa paglalatag, pagpapalawak at pagpapalakas ng BHB at ng kilusan ng mamamayang nakikibaka sa Timog Katagalugan.

Batid ni Ka Diego na hindi siya nag-iisa sa kanyang pakikibaka. Dumadagundong ang panawagan ng kanyang pagpapalaya hindi lamang sa Timog Katagalugan kundi sa buong bansa. Nagkakamali ang rehimeng US-Duterte at mga pasista sa loob ng AFP-PNP sa pag-aakalang mauuntol ng pagkakadakip kay Ka Diego ang pagsusulong ng rebolusyon sa rehiyon. Patuloy na maririnig ang Tinig ng Rebolusyon sa mamamayang Pilipino na nananawagan ng pagpapabagsak sa kriminal, korap, mamamatay-tao at pasistang rehimeng US-Duterte. K

BALITANG TO



## 5 kaswalti, tinamo ng 4th IBPA-PNP sa Mindoro

Matagumpay ang dalawang magkasunod na opensiba ng Lucio de Guzman Command (LdGC) - BHB Mindoro laban sa nag-ooperasyong pwersa ng pinagsanib na 4th IBPA at PNP sa Brgy. Monteclaro, San Jose, Occidental Mindoro.

Hinaras ng mga Pulang mandirigma ang paparating na pwersa ng 4th IBPA-PNP noong Pebrero 19, bandang alas 3:30 ng hapon sa Sityo Ibanig ng Brgy. Monteclaro. Nagresulta ito ng apat na malubahang sugatan sa hanay ng 4th IBPA-PNP. Bandang alas-5 ng hapon, inilabas ng AFP ang kanilang kaswalti. Namatay ang isa sa proseso ng kanilang pag-atras.

Kinabukasan, Pebrero 20, 2:00 ng hapon, inisnayp ng isang tim ng LdGC - BHB Mindoro ang mga pasistang kaaway sa Sityo Balingaso, Brgy. Monteclaro. Tumumba ang isa sa isang putok na pinakawalan ng mga Pulang mandirigma.

Ang inilunsad na magkasunod na opensiba ng BHB Mindoro ay tugon sa 10 araw nang walang-tigil na operasyon ng AFP-PNP sa Brgy. Monteclaro at Naibuan ng San Jose at Brgy. Manoot, Rizal lahat sa Occidental Mindoro, at mga Brgy. Lisap sa Bongabong, Brgy. San Vicente sa Roxas at Brgy. Panaytayan sa Mansalay ng Oriental Mindoro. Ito ang ikatlong bugso ng FMO-RCSPO ng 203rd Brigade at PNP-Region IV-B sa taong 2020.

Ayon kay Madaay Gasic, tagapagsalita ng LdGC - BHB Mindoro, hindi sila titigil sa paglulunsad ng mga opensibang militar para patamaan sa ulo at katawan ang kaaway sa tuwing papasok ang mga ito sa kanilang teritoryo. Hinding-hindi magwawagi ang mga pasistang tropa sa mga lugar na saklaw ng Demokratikong Gubyernong Bayan. K

# *Palayain si Ka Jaime "Diego" Padilla! Palayain ang lahat ng bilanggong pulitikal!*

TUGON
NI PATNUBAY DE GUIA

# Ano ang pambansang industriyalisasyon na isinusulong ng NDFP? Paano nito itinataguyod ang pangangalaga sa kapaligiran?

Itinuturing ang Comprehensive Agreement on Socio-Economic Reforms (CASER) bilang pinakapuso ng negosasyong pangkapayapaan dahil direktang kinukumpronta nito ang malalim na dahilan ng mga panlipunang ligalig at pang-ekonomiyang problema (kawalan ng lupa, matinding pyudal at malapyudal na pagsasamantala sa mga magsasaka at ng atrasado at pre-industriyal na ekonomiya) na siyang pinag-ugatan ng armadong tunggalian sa bansa. Matatag ang paniniwala ng NDFP na makakamit lamang ang makatarungan at pangmatagalang kapayapaan kung malulutas ang dahilan at ugat ng armadong tunggalian sa bansa.

May dalawang pinakamahalagang komponente ang CASER: ang usapin ng pambansang industralisasyon at tunay na reporma sa lupa. Ang tunay na reporma sa lupa at pagpapaunlad ng agrikultura ang nagsisilbing base ng pambansang industralisasyon at pagpapaunlad ng ekonomiya. Hindi magtatagumpay ang pambansang industralisasyon kung walang tunay na repormang agraryo at kaunlaran sa kanayunan. Layunin ng pambansang industralisasyon na matugunan ang pangangailangan ng mamamayan, magbigay ng disenteng hanapbuhay at seguridad sa trabaho, sapat na sahod at maunlad na ekonomiyang patuloy na lumalawak para tugunan ang pangangailangan ng mamamayan at lipunan.

Ganundin, ipinaglalaban ng NDFP ang pagtatanggol sa pambansang patrimonya at pangangalaga ng kapaligiran mula sa pagsasamantala, pandarambong at pangwawasak ng mga minahan at mga anti-mamamayang proyekto ng reaksyunaryong estado. Nilalabanan ang anumang proyekto na mapaminsala sa kalikasan at pangunahing nagtataboy sa mga magsasaka at katutubo mula sa kanilang lupang sinasaka at pinanggagalingan ng kabuhayan. Malinaw sa CASER ang mga probisyon na nangangalaga sa kapaligiran at likas na yaman ng bansa, kumikilala at nagkakaloob ng proteksyon sa mga lupaing ninuno, nagpapatupad ng responsableng paraan ng pagmimina at pangunahing pinaglilingkod ang industriya ng pagmimina sa pambansang industriyalisasyon at sa pagpapaunlad ng buong ekonomiya ng bansa.

Pinaninindigan ng NDFP na ang lahat ng rekursong itinuturing na pampublikong pag-aari, kabilang ang lupa, tubig, mga mineral, potensyal na panggagalingan ng enerhiya, mga kagubatan, *wildlife, flora and fauna* ay hindi maaaring ariin ng isang indibidwal, korporasyon o isapribado. Lalong hindi maaaring ipagbili o paupahan sa mga dayuhan ang mga naturang yaman sa lupaing publiko. Sa kabilang banda nirerespeto ng NDFP ang mga lehitimong interes ng mga setler sa kanilang lupang binungkal at ng mga pambansang minorya sa kanilang mga lupaing ninuno.

**Ang pagbabasura sa Mining Act of 1995 at pagtatanggol sa kalikasan at kapaligiran**

Sa balangkas ng CASER, ipinaglalaban ng NDFP na dapat lahat ng pagmimina sa bansa ay nasa mahigpit na kontrol ng estado. Nireregularisa upang matiyak na naisasagawa sa loob ng bansa ang pagpoproseso ng mga naminang *mineral ores* maging hanggang sa ikalawa at ikatlong baitang ng produksyong industriyal. Dapat pag-aari ng estado ang malalaki at estratehikong minahan sa bansa na nakatuon sa pagmimina ng mga *ores* at bakal, ginto, pilak, tanso, langis, *natural gas*, kemikal at iba pang mahahalagang mineral para pagsilbihin sa pambansang industriyalisasyon at pagpapaunlad ng ekonomiya. Sisiguruhin na ang mga kumpanya sa pagmimina ay may mga tuntunin na gumagarantiya na napangangalagaan ang kapaligiran, may pinatutupad na panlipunang kumpensasyon at nagsasagawa ng demokratikong konsultasyon sa taumbayan.

Kaya mahigpit na nilalabanan at ipinapanawagan ng NDFP ang pagbabasura sa Mining Act of 1995 ng GRP dahil malaya nitong ibinubukas ang pambansang patrimonya sa walang pakundangang pagpiga, pagsasamantala at pandarambong ng mga dayuhang namumuhunan sa industriya ng pagmimina kasabwat ang mga lokal na malalaking burgesya-komprador. Ang Mining Act of 1995 ang

***"Pinaninindigan ng NDFP na ang lahat ng rekursong itinuturing na pampublikong pag-aari, kabilang ang lupa, tubig, mga mineral, potensyal na panggagalingan ng enerhiya, mga kagubatan, wildlife, flora and fauna ay hindi maaaring ariin ng isang indibidwal, korporasyon o isapribado."***

pangunahing dahilan sa malawakang pagkasira ng mga bundok at kagubatan dahil sa *open-pit mining.* Ito rin ang dahilan ng pagkasira ng kapaligiran dahil sa pagtapon at pagtagas ng nakalalasong kemikal mula sa mga minahan na nagbunga ng pinsala sa agrikultura at panganib sa kalusugan ng mamamayan.

Ang malawak na pagkasira ng kabundukan, kagubatan at kapaligiran dulot ng Mining Act of 1995 ay nag-ambag sa nangyaring mga mayor na sakuna at kalamidad sa bansa na kumitil ng libo-libong buhay ng mamamayang Pilipino.

Higit sa lahat, ang Mining Act of 1995 ay nagdulot ng malawakang dislokasyon at nagtataboy sa mga magsasaka at katutubo mula sa kanilang mga binubungkal na lupa at lupaing ninuno.

Sa balangkas ng CASER, mahigpit ding ipagbabawal ang komersyal na pagtotroso hangga't hindi naaabot ang sapat na lawak ng kagubatan na patuloy na pinagyayaman ng bansa. Lahat ng pagtotroso ay para lang at nakareserba sa mga Pilipino. Magpapatupad ng mga programa sa pangangasiwa at rehabilitasyon ng kagubatan kabilang ang malawakang pagtatanim ng mga puno upang mapanumbalik at mapagyaman muli ang mga nakalbo at nasirang kagubatan ng bansa. Ang kagubatan ay magsisilbing *watershed* at pipigil sa pagkakaroon ng mga pagbaha at pagguho ng lupa.

**Ang Pambansang Industralisasyon at mga radikal na hakbang para maisakatuparan ito**

Para sa NDFP, ang Pambansang Industralisasyon ay proseso ng pagtatatag at pagpapaunlad ng iba't ibang antas at uri ng mga industriya na siyang inaasahang magpapasigla sa ekonomiya at tutustos sa mga pang-ekonomikong pangangailangan ng bansa. Tutugon sa lahat ng pangangailangan ng mamamayan sa pagkain, damit, tirahan, serbisyo at itatransporma ang ekonomiya mula sa pagiging atrasado at pre-industriyal tungong maunlad at industriyalisado. Nangangahulugan din ito ng radikal na pagbabaklas ng kasalukuyang kolonyal na padron ng pamumuhunan, produksyon at kalakalan sa bansa. Kailangang baguhin ang kasalukuyang sistemang pang-ekonomiya na pangunahing nakabatay sa:



*Sayt ng operasyong quarry ng Monte Rock Corporation sa San Mateo, Rizal na sanhi ng malalang pagbaha sa San Mateo, Montalban at Antipolo sa Rizal at ilang lungsod sa Maynila. Noong Agosto 2018, sinira at pinatigil ng BHB-Rizal ang operasyong quarry ng Monte Rock bilang tugon sa hinaing ng mamamayan.*

i. Pagluluwas ng hilaw na materyales na likha ng agrikultura at pagmimina.

ii. Pag-aangkat ng mga yaring produkto at kapital.

iii. Muling pagluluwas ng mga angkat na produktong muling inasembol o muling inempake na mga produktong may mababang halagang idinagdag *(low-value added)*

Para maging industriyalisado at maunlad na ekonomiya ang bansa, kailangang itatag ang sistema sa ekonomiyang umaasa-sa-sarili. Nangangahulugan ito ng:

i. Pagpapatupad ng reporma sa lupa at pagmemekanisa ng produksyong agrikultural;

ii. Pagtatatag ng mga pabrika at empresa sa iba't ibang antas (magaan, katamtaman at mabibigat) at sektor;

iii. Pagbuhos ng rekurso sa pananaliksik, pagpapaunlad ng siyensya at teknolohiya at kagamitan sa produksyon.

Kailangan wakasan din ang pag-iral ng mga patakarang neoliberal sa ekonomiya ng bansa na umaalinsunod sa dikta ng malalaking bansa partikular ng imperyalistang Estados Unidos. Ipawalambisa ang mga kasunduan sa World Trade Organization (WTO), Asia Pacific Economic Cooperation (APEC) at Association of Southeast Asian Nations at iba pang *bilateral agreements* tulad ng sa Japan at China. Pinapanatili ng mga kasunduang ito ang malakolonyal at malapyudal na kaayusan ng ating ekonomiya na pangunahing umaasa sa dayuhang pamumuhunan at utang, ginagawang tagaluwas ng mga hilaw na materyales at sangkap at pangunahing nakasalig sa importasyon ng mga yaring produkto. Ang ekonomiyang nakabatay sa pagluluwas ng hilaw na materyales ang nagbukas ng daan upang ang mga likas na yaman ng bansa ay ilagay sa kontrol at pandarambong ng mga dayuhang monopolyo kapitalista, malalaking burgesya-komprador at burukrata-kapitalista.

Kailangang puspusang wakasan ang mga sagkang nabanggit sa unahan upang maisakatuparan ang tunay na reporma sa lupa at pag-unlad ng kanayunan at sumulong ang pambansang industriyalisasyon at pagpapaunlad ng ekonomiya ng bansa. K

# Novel Corona Virus Disease: Epidemyang nagpapasahol sa pandaigdigang krisis

Habang binabayo ng matinding krisis at mga inter-imperyalistang kontradiksyon ang buong daigdig, pangunahin sa pagitan ng US at China, sumambulat mula sa China ang epidemya ng bagong tipo ng *corona virus*, kilala bilang Novel Corona Virus Disease o CoViD-19.

Mula nang matuklasan ang CoViD-19 sa China noong Disyembre 2019 sa syudad ng Wuhan, probinsya ng Hubei, mabilis na kumalat ang CoViD-19 sa 26 bansa kabilang ang Pilipinas. Nitong Enero 30 ay idineklara ito ng World Health Organization (WHO) bilang *Public Health Emergency of International Concern*.

Nitong Pebrero 29, umaabot na sa mahigit 85,000 ang naitalang kaso ng nasabing sakit na pumatay sa mahigit na 2,900 katao sa 59 bansa kung saan kalakhan nito ay mula sa China. Nagbababala ang WHO sa panganib na maging *pandemic* ang CoVid-19, ibig sabihin di na makontrol ang pagkalat nito sa lahat ng kontinente ng mundo.

Bunga nito, aabot sa 44 na bansa ang nagpatupad ng *travel ban* laban sa China. Kabi-kabila ang pagpapatupad ng mga 'hakbanging pang-iwas' ng iba't ibang bansa laban sa lahat ng manggagaling sa China—tao man o mga produkto. Sa paglipas ng bawat araw, patuloy ang paglaki ng bilang ng tinatamaan nito at lumalalaganap ang epekto nito sa pandaigdigang ekonomiya lalo na sa China, Macau at Hongkong. Nagsimula na ring magpatupad ng *travel ban* sa Italy, Iran at South Korea. Sa Pilipinas, umabot na sa 597 ang mga PUI o *persons under investigation* na may CoVid-19 *infection*.

Sa pananalasa ng CoViD-19, muling nalantad ang kakapusan ng buong daigdig sa pagharap sa mga kahalintulad na kaso ng epidemya—kahit na nga malayo na ang inabot ng mga siyentipikong pananaliksik sa larangan ng medisina sa buong mundo.

Ngunit higit sa bayolohikal na epekto, na kung tutuusi'y mas mababa kung ikukumpara sa nagdaang mga epidemya, nakasalang ngayon sa bingit ng alanganin ang ekonomiya ng buong daigdig. Higit kailanman, malaki ang panganib na mailagay ang pandaigdig na ekonomiya na nasa matagalan nang resesyon at depresyon sa panibagong paglubha ng krisis sapul ng pinansyal na krisis ng 2008.

## Ano ang Novel Corona Virus Disease




Ang CoViD-19 ay isang tipo ng *respiratory disease* tulad ng pulmonya na nagmumula sa hayop partikular sa paniki at hinihinalang nalilipat sa tao sa pamamagitan ng *pangolin* o balentong kung tawagin sa Palawan bilang intermedyaryong host o tagadala. Maaari itong kumalat kahit walang direktang kontak sa isang taong nagtataglay ng sakit, basta't may malapit na distansya dito at nakakalanghap ng ubo ng taong maysakit. Hindi ito naiiba sa *severe acute respiratory syndrome* (SARS) na kumalat sa buong daigdig noong 2003 at *Middle East respiratory syndrome* (MERS-Cov) noong 2012.

Ang sintomas ng CoViD-19 ay katulad lamang din ng sintomas ng simpleng trangkaso—sipon at ubo—kung kaya't kinakailangan ng isang antas ng teknolohiya para makumpirma itong kaso ng CoVid-19.

**Pagtindi ng pandaigdigang krisis sa gitna ng pananalasa ng CoViD-19 sa China**

Kagyat na naapektuhan ng pagkalat ng CoViD-19 ang ekonomiya ng China, na nagrehistro na ng mabagal na paglago sa nagdaang mga taon. Sa industriya ng turismo, mayroon nang kagyat na 82% na pagliit sa bilang ng mga byahe patungong China kumpara sa nakaraang taon. Patuloy rin ang pagsadsad ng *consumer spending* bunga ng ipinatutupad na *lockdown* at *semi-lockdown* sa ilang mayor na mga syudad ng China habang tumaas ng 4.4% ang presyo ng pagkain mula Disyembre 2019 hanggang Enero 2020. Apektado rin ang maliliit at katamtamang-laking negosyo sa China kung kaya't niluwagan na ng gobyerno ang patakarang pagpapautang rito at naglaan pa ng $77 bilyong sentral na pondo para sa mga bangko.

Dahil sa *lockdown*, tigil ang operasyon ng mayor na mga pabrika at industriya sa maraming syudad sa China. Kabilang dito ang syudad ng Wuhan na isa sa itinuturing na mahalagang sentro ng ekonomiya, kalakalan, pinansya, transportasyon, *information technology* at edukasyon sa China.

Sa kasalukuyan, ang China ang pumapangalawa sa US bilang pinakamalaking ekonomiya sa buong daigdig na bumubuo sa 17% sa pandaigdigang GDP habang ito ang may pinakamalaking ambag sa pandaigdigang kalakalan na umaabot sa 13.45%. Ang China na rin ang pinakamalaking nagmamanupaktura sa buong daigdig na lumikha ng $3.7 trilyong halaga noong 2017. Bukod dito, sa China, na tahanan ng 18.2% ng populasyon ng daigdig, nakakonsentra ang pinakamaraming konsyumer. Kung gayon, ang pagkabalam ng produksyon sa China ay gagambala sa takbo ng buong pandaigdigang sistemang kapitalista.

Subalit hindi lamang China ang apektado. Apektado na rin ang mga sentro ng pandaigdig na sistema ng kapitalismo at ekonomiya ng mga bagong nag-iindustriyalisang bansa at mga kliyenteng bansa ng imperyalismo. Nitong Enero, itinigil ang operasyon at produksyon ng mga planta't empresa sa China at isinara ang buo-buong mga siyudad. Sa Saudi Arabia, ipinatigil ang pagbyahe ng mga namamanata *(pilgrims)* sa Mecca. Sa Geneva, kinansela ang *auto show* at *Baselworld watch fair.* Naiulat na rin ang pagsasara ng mga pabrika ng Hyundai at Nissan dulot ng kakulangan ng suplay ng *spare parts* na nanggagaling sa China, laluna

matapos huminto ang produksyon ng 70 pabrika na lumilikha nito sa Hubei.

Lahat ng mata ngayon ay nakatingin sa US, ang pinakamalaking ekonomiya sa mundo partikular sa mga Amerikanong konsyumer. Kapag malawakang pumutok ang CoVid-19, kaagad na mahuhulog ang ekonomiyang US sa resesyon at ang panik na lilikhain sa pinansyal na pamilihan ay ibayong magpapabilis sa krisis sa ekonomiya. Bukod sa pagtigil ng produksyon, pagsasara ng mga eskwelahan, biglang titigil ang pagkonsumo na bumubuo ng dalawang-katlo ng ekonomiya ng US.

Ngayon pa lamang ay ibinaba na ng IMF ang tinatayang paglago ng pandaigdig na ekonomiya ngayong 2020 subalit patuloy na nangangapa sa dilim ang IMF at WB kung papaano reresolbahin ang epekto sa ekonomiya ng mundo ng CoVid-19.

**Ang pakikidigmang bayolohikal at papel ng US**

Maraming katanungan at mga ispekulasyon hinggil sa pinagmulan ng CoViD-19 laluna't nagaganap ito sa gitna ng mga kumukulong pandaigdigang isyu. Kabilang dito ang *impeachment trial* ng US Congress kay US President Donald Trump, tumitinding tensyon sa pagitan ng US at Iran, mga protesta sa Hongkong, gera sa pagitan ng Turkey at Syria, at ang ganap na dislokasyon sa mga Palestino sa tinaguriang "Deal of the Century" ng sabwatang Trump-Netanyahu.

Hindi maiwasang maidawit ang US sa usaping ito, bilang pangunahing katunggali ng China sa paligsahan sa lahat ng larangan — ekonomiya, pulitika, militar, kultura, syensya, teknolohiya at medisina.

Ang US ang may pinakamaruming rekord sa pagpapakana ng pakikidigmang bayolohikal laban sa mga bansang itinuturing niyang katunggali. Taong 1970 at 1980 sa layuning pilayin ang ekonomiya ng Cuba at gamitin ito laban sa Unyong Sobyet, ipinalaganap ng US gamit ang CIA ang epidemya ng *African Swine Fever (ASF)* at *dengue fever*. Pinatay ng ASF ang 500,000 baboy sa Cuba noong 1971 habang naitala naman ang 300,000 kaso ng pagkakasakit ng *dengue* na ikinamatay ng 158 mamamayang Cubano noong 1981.[1]

Bagama't wala pang malilinaw na indikasyon at mahirap na patunayang isang halimbawa ng pakikidigmang bayolohikal ang epidemya ng CoViD-19 sa China at buong daigdig, hindi rin maisasantabi ang posibilidad na ito. Lalong hindi maitatanggi ang lantarang panggagatong at pagsagpang ng US sa isyung ito. Laluna para itaguyod at patindihin ang kanyang mga patakarang kontra-China.

Nagkokoro rin ang kanluraning masmidyang maka-US para sakyan ang isyu at idiin ang China sa kapabayaan para siraan ang 'sistemang komunista' na malaon nang tinalikuran ng mga rebisyunistang rehimen.

**Ang mamamayang anakpawis ang biktima**

Ito ma'y likha ng tao o nagbuhat sa kalikasan, ang higit na apektado ay ang mamamayan ng daigdig, laluna ang uring anakpawis. Milyun-milyong manggagawa sa buong daigdig laluna sa China ang nawalan ng hanapbuhay matapos magsara ang mga pabrika at ipatupad ang *lockdown* at kwarantina. Kabilang dito ang mga pabrikang nagsara na at magsasara pa resulta ng pagkatigil ng produksyon sa China. Pinabibilis ng pananalasa ng CoViD-19 ang pagsambulat ng krisis sa iba't ibang bahagi ng daigdig na lalong magsasadlak sa uring anakpawis sa walang kaparis na kahirapan.

Maraming Overseas Filipino Workers din ang hindi pa nakakabalik sa kanilang mga hanapbuhay o nakabinbin ang pag-uwi sa Pilipinas bunga ng mga *lockdown* na ipinatutupad ng ibang bansang apektado at ang mismong *travel ban* na ipinatutupad ng rehimeng US-Duterte sa mga piling bansa.

Lalong nasasalang ang pagkabangkarote ng pandaigdigang sistema ng kapitalismo na lutasin ang problemang ito na sa halip na ilunsad ang isang konsentradong pagsisikap para sa pananaliksik at pagbibigay ng makalidad na serbisyong pangkalusugan, pinaiiral sa pangunguna ng mga imperyalistang bayan ang pagkakanya-kanya ng mga bansa't estado. Kahit ang China, sa gitna ng pagbabandera ng abanteng teknolohiya sa pagharap sa atake ng CoViD-19, ay pangunahing nagbibigay-ayuda sa mga institusyong pampinasya sa halip na sa mamamayan.

Ang kabiguang ito ng pandaigdigang sistemang kapitalista ang nagpapatibay sa katumpakan at superyoridad ng sosyalismo—ang abanteng sistemang panlipunang nagtataguyod at nagbibigay-prayoridad sa kagalingan at pangangailangan ng mamamayan habang pinauunlad ang lahat ng aspetong panlipunan. K

*1 Mula sa CIA: A Forgotten History ni William Blum, 1986*





# Makatarungang kompensasyon naipagtagumpay ng mga manggagawa ng Honda Cars

Matapos ang isang lingong pagkampo at paggigiit ng halos 300 manggagawa at empleyado ng Honda Cars Philippines, Inc. (HCPI) sa hindi pagpapakita ng kapitalistang Honda, matagumpay na naitindig ng mga manggagawa ang relatibong malaking kompensasyon.

Makatatanggap ng *separation pay* na katumbas sa 280% ng buwanang sahod kada taon ng kanilang serbisyo ang lahat ng mga manggagawa ng HCPI, dagdag pa ang P110,000 na *lump sum amount* na matatanggap nila na libre sa buwis sa gobyerno. Bukod pa rito ang ekstensyon ng kanilang *health insurance* sa kumpanya hanggang Disyembre 2020 at prayoridad na maging empleyado ng HCPI kung bumalik man ang operasyon nito sa Pilipinas.

Noong ika-22 ng Pebrero, pataksil na nag-anunsyo ng pagsasara ang pagawaan ng HCPI sa Santa Rosa City, Laguna. Nasa loob ng engklabo ng Laguna Technopark, Inc. (LTI) ang pagawaan ng HCPI mula pa nang nagsimula ng operasyon noong 1992. Apektado ng pagsasara ng Honda ang 387 empleyado ng HCPI, kabilang ang mahigit 300 manggagawa sa ilalim ng unyong Lakas Manggagawang Nagkakaisa sa Honda-OLALIA-KMU (LMNH-OLALIA-KMU).

Bagamat idinahilan ng Pangulo at General Manager ng HCPI na si Noriyuki Takakura ang pagsasara sa Marso ay bunga ng "pagbagal ng pandaigdigang ekonomiya", nakikita ito ng mga manggagawa bilang desperadong atake sa kanilang pagkakaisa. Hindi inasahan ng mga manggagawa ng HCPI ang pagsasara ng kumpanya. Sa katunayan, nanindigan pa ang maneydsment ng HCPI sa mga manggagawa noong Enero na walang magaganap na tanggalan bagamat tatapyasan ang kota sa produksyon.

Ayon sa pahayag ng LMNH, naghahanda na sila para sa susunod na negosasyon para sa bago nilang *collective bargaining agreement* (CBA) sa kapitalista sa Agosto 2020.

Kaya ganun na lamang ang gulat ng mga manggagawa nang pinatawag sila sa *canteen* noong ika-3 ng hapon noong Pebrero 22 at nagpalabas ang mga manedyer ng *video* ni Takakura na nag-aanunsyo ng pagsasara ng HCPI. Kagyat na umalis ang mga manedyer pagkatapos ng anunsyo.

Samantala, napansin ng mga manggagawa ang pagpasok ng 10 *van* sa pabrika, laman ang *security guards* at *goons* na nagsimulang magbarikada sa labas ng kumpanya. Hinarangan din ang mga tagasuporta at mga pamilyang nais na malaman ang tugon ng kapitalista sa labas ng *gate* ng engklabo. Dahil sa kawalang-katiyakan, nagpasya ang LMNH na magsagawa ng *camp-out* sa pagawaan hanggang hindi sila hinaharap ng kapitalista.

Samantalang mabilis ang naging suporta ng manggagawa sa ilalim ng OLALIA-PAMANTIK na nagsagawa agad ng *vigil* sa *gate* ng LTI upang kundenahin ang pagsasara, at noong Pebrero 24 ay nagsagawa ng pagkilos sa Japan Embassy at DOLE kasama ang mga asawa at anak ng manggagawa.

Inilabas ng kapitalistang Honda ang kanilang mungkahing *separation package* matapos ang apat na araw. Nilaman nito, sa maksimum, ang 200% ng buwanang sahod kung nasa 60 taong gulang na pataas ang manggagawa, samantalang ang mga mas batang manggagawa ay makakakuha, sa pinakamababa, ng 120% ng buwanang sahod.

Bagamat ipinagmamayabang ng HCPI at maski ng reaksyunaryong gobyerno na mas mataas kaysa itinakda sa batas ang *separation package*, hindi ito makatarungan sa manggagawa.

*Sundan sa pahina 13*




*Kuha mula sa inquirer.net*



# Ambus ng AMC BHB Quezon sa PMFC: 3 patay at 2 sugatan

Binigwasan ng Apolonio Mendoza Command (AMC) - BHB Quezon ang mga nag-ooperasyong militar at pulis sa probinsya sa ilalim ng Regional Task Force to End Local Communist Armed Conflict (RTF-ELCAC) sa CALABARZON.

Matagumpay na inambus ng isang yunit ng AMC - BHB Quezon ang Police Mobile Force Company (PMFC) noong Pebrero 14, bandang 8:45 ng umaga sa Sityo Tambo, Brgy. San Juan, San Narciso, Quezon. Nagresulta ito ng tatlong patay at dalawang sugatan sa hanay ng PMFC. Ang inatakeng tropa ng PMFC ay nasa San Narciso upang maglunsad ng operasyong militar at pulis at saywar.

Ang aksyong militar ng AMC - BHB Quezon ay patunay na patuloy na binibigo ng BHB sa rehiyon ang NTF-ELCAC ng rehimeng US-Duterte. Ayon kay Kasamang Cleo del Mundo, tagapagsalita ng AMC - BHB Quezon, "Ang taktikal na opensiba na isinagawa ng AMC-NPA ay paggagawad ng rebolusyonaryong hustisya para sa mamamayan ng San Narciso at buong lalawigan laban sa pang-aabuso, pandarahas, panggigipit at pagsasamantalang isinasagawa ng AFP at PNP sa ilalim ng Joint Campaign Plan Kapanatagan ng Rehimeng US-Duterte."

Dagdag pa ni Ka Cleo, nagbubunyi ang mamamayan sa buong lalawigan sa pamamarusa ng NPA sa mga mersenaryo, kriminal at mapang-abusong elemento ng PNP at AFP.

Samantala, sa kahihiyang natamo ng AFP-PNP, itinago nila ang kanilang kabiguan sa masmidya. Subalit ang tagumpay na ito ay hindi maikukubli sa sambayanan.

Pagtatapos ni del Mundo, "Hindi masasagkaan ng anumang kontra-insurhensyang programa ang Partido Komunista ng Pilipinas at ang NPA upang itaguyod at ipagtanggol ang lehitimong karapatan ng sambayanan." K

*Makatarungang kompensasyon...mula sa pahina 12*

Ayon kay Christopher Oliquino, bise-presidente ng LMNH-OLALIA-KMU, "tingin namin ay hindi sapat [ang inisyal na *separation package*] upang makapagsimula ulit," habang ipinupuntong talo ang mga manggagawang relatibong baguhan sa pagawaan dahil sa napakababang halagang matatanggap nila.

Iginiit ng LMNH ang pagtaas at pagkakapantay-pantay ng porsyento ng *monthly pay* upang makapagbigay ng hustisya sa mga manggagawa, at nagbunga sa positibong resulta. "Kung wala kaming unyon, siguradong tatanggapin na lamang namin ang maliit na *package* mula sa kapitalista," ani Oliquino.

Nanindigan ang LMNH at ang Pagkakaisa ng Manggagawa sa Timog Katagalugan (PAMANTIK) na bunga pa rin ng tumitinding krisis sa ekonomiya at pulitika sa bansa ang pagsasara ng Honda. Ayon sa mga manggagawa, kumita ng 17 bilyong piso ang HCPI noong 2019 habang 23 bilyon naman noong 2018.

"Sanhi ng neoliberal na kaayusan sa ating ekonomiya at kultura, pati na rin ang atrasado nating industriya ang pag-asa ng milyun-milyong manggagawa sa mga dayuhang kumpanya para sa kanilang kabuhayan," ayon sa PAMANTIK-KMU.

Ayon naman sa Revolutionary Council of Trade Unions - Southern Tagalog (RCTU-ST), "kung nais ng mga manggagawang ipagtanggol ang kanilang karapatan at kabuhayan, dapat magkaisa at manindigan ito para sa pambansang industriyalisasyon at tunay na reporma sa lupa na makakamit sa pagtatagumpay ng bagong demokratikong rebolusyon ng bayan." K

# Mga ehersisyong militar ng US at AFP kinundena ng MGC

Kinundena ni Armando Cienfuego, tagapagsalita ng Melito Glor Command - BHB TK ang tuluy-tuloy na ehersisyong militar ng US at AFP sa gitna ng pagpapabasura sa Visiting Forces Agreement (VFA), kabilang ang dalawang pagsasanay na naganap sa TK nitong unang kwarto ng 2020.

Ang una ay isang ehersisyong panghimpapawid ng Philippine Air Force at tropang US sa San Fernando Air Base sa Lipa, Batangas na ginanap mula Enero hanggang unang linggo ng Pebrero.

Sinundan ito ng Balance Piston 20-01 na isinagawa sa bayan ng Rizal at Puerto Princesa City, Palawan mula Enero 26 hanggang Pebrero 23. Kalahok dito ang US Army Special Force-Airborne at tropa ng AFP kabilang ang 18th Special Force Company (SFC) ng Philippine Army na nakatalaga sa Timog Palawan.

"Walang kahihiyan ang mga upisyal [ng AFP] na ipagmalaki pa sa publiko ang interbensyong militar ng US sa mga panloob na usaping pambansa at ginagawang pagyurak sa soberanya at teritoryal na integridad ng bansa," ani Cienfuego.

Sa nakaraang 20 taon, natanggap ng GRP ang humigit-kumulang sa US$ 1.3 bilyon na estratehikong tulong kasama ang pinakamalaking paketeng tulong militar na US$219 milyon noong 2017. Ginagamit ang mga ito sa mas masinsing paniktik at mas malulupit na operasyong militar na pangunahing puntirya ang PKP-BHB-NDFP at mamamayang sumusuporta sa rebolusyon.

Inaasahan ng MGC na gagawing *test mission* ng mga lumahok na tropa ng 18th SFC sa Balance Piston 20-01 ang *focused military operation* sa Rizal at iba pang bayan sa Timog Palawan. K



# Pasistang AFP-PNP, salarin sa mga kaso ng HRV ngayong Pebrero

Habang papalapit ang pagtatapos ng termino ng amo nitong si Duterte, pabangis nang pabangis ang AFP-PNP sa paglabag sa karapatang tao ng mamamayan. Dito sa TK, tumampok nitong Pebrero ang mga sumusunod na kaso:

**Occidental Mindoro.** Binalingan ng talunang 4th IB at PNP ang mga residente ng Barangay Monteclaro, San Jose matapos nitong magtamo ng pinsala mula sa dalawang taktikal na opensiba ng BHB-Mindoro laban sa nagrerekuridang pwersa nito sa parehong barangay.

Tatlong araw na hindi pinaalis ng AFP-PNP ang mga residente ng Sityo Ibanig at Balingaso sa Barangay Monteclaro matapos ang dalawang operasyong haras ng BHB noong Pebrero 19 at 20. Dalawang sibilyan din sa Sityo Ibanig ang binugbog ng mga sundalong nabigong hanapin ang umatakeng tim ng BHB.

**Quezon.** Hinuli ng pinagsamang pwersa ng PNP-Quezon at 85th IB si Hilario de Roxas, isang magsasaka, sa Barangay Sumilang, General Luna bandang alas-10 ng umaga noong Pebrero 13.

Pinalalabas ng AFP-PNP na miyembro si de Roxas, 56 taong gulang, ng Bagong Hukbong Bayan at diumano'y gumagamit ng alyas na Ka Mando. Kinasuhan siya ng *double murder* at *multiple murder* para sa mga inimbentong krimen ng AFP-PNP.

**Palawan.** Walang awang pinatay sa kanyang sariling sakahan si Adonis Shu, lider ng Small Gold Panners' Organization of Roxas noong Pebrero 10 sa Sityo Iraan, Brgy. Magara, Roxas, Palawan. Papunta pa lamang si Shu sa kanyang basakan bandang alas-8 ng umaga nang lapitan siya ng mga lalaking nakamotor na nagpanggap na nanghihingi ng direksyon. Bigla siyang pinagbababaril ng mga ito sa tabing-kalsada at walong bala ang tumama sa kanyang katawan. Namatay agad si Shu at hindi na nadala sa ospital.

Mahusay at aktibo si Shu sa pagtatanggol ng karapatan sa hanapbuhay ng mga *small gold panner* o maggiginto sa Magara. Dahilan ito upang pag-initan siya ng AFP. Bago siya pinaslang, maraming beses na siyang pinilit pasukuin ng mga sundalo bilang miyembro ng BHB sa pangakong aalisin siya sa listahan ng mga BHB at tagasuporta nito. Nanindigan si Shu at hindi siya sumuko dahil hindi naman totoo ang paratang sa kanya. Patuloy siyang ni-*redtag* ng mga militar, at nakatanggap rin siya ng *death threats* dahil sa kanyang patuloy na pakikibaka.

**Oriental Mindoro.** Naglunsad ng isang *fact-finding mission* ang Karapatan TK kasama ang mga kaaanak at kaibigan ni Jay-Ar Mercado sa Bulalacao, Oriental Mindoro mula Pebrero 1-5. Si Mercado ay 25 taong gulang at dating *volunteer organizer* ng mga katutubo at magsasaka. Sumapi siya sa BHB bunga ng kanyang pagkahapis sa kawalang lingap ng estado sa maralita sa kanayunan. Bilang kasapi ng Hukbo ay ginampanan niya nang buong kaya ang paglilingkod sa masang Mindoreño hanggang sa pinaslang siya nang walang kalaban-laban ng mga sundalo mula sa 4th IB ng 203rd Brigade ng AFP noong Enero 25 sa Bulalacao, Oriental Mindoro.

Napag-alaman ng mga kaanak at ng *humanitarian team* na inilibing si Mercado sa walang markang hukay, tinabunan ng malalaking bato at wala talagang planong ipaalam sa mga kapamilya nito ang kanyang libingan.

Sa isinagawang *autopsy* ng mga batikang *pathologist* sa Philippine General Hospital, nakitang tadtad ng bala ang katawan ni Mercado pati ang mga kamay at braso nitong palatandaan ng *defense wounds* sa kanyang biglang reaksyong salagin ng mga kamay ang mga punglo o kaya nasa akto na ng pagsuko at nakataas na ang kamay. Wala ring *hemorrhage* na palatandaang ang maraming tama niya ay ginawa sa panahong patay na siya.

Si Mercado ay isang *hors de combat* at di armado sa pagkakataong iyon nang pagbabarilin ng mga sundalo ng 203rd Brigade at palabasing kaswalti siya diumano sa labanang magaganap pa lamang sa susunod na araw. Malinaw na paglabag ito sa Comprehensive Agreement on the Respect for Human Rights and International Humanitarian Law at Protocol II ng Geneva Convention hinggil sa mga *hors de combat*.

**Laguna.** Labis na namighati ang mga kapamilya nina Kasamang Emerito Pinza at Romy Candor nang matagpuan ang bangkay ng dalawang martir na nakalibing sa Calamba, Laguna makalipas ang dalawang linggo ng paghahanap sa kanila. Pinaghihinalaang nahuli ang dalawang kasama matapos ang labanan sa Kalayaan, Laguna noong Enero 19, pinahirapan ng nakasagupa nilang tropa ng AFP-PNP, at saka pinatay sa paraang *summary execution*.

Sinasalungat ng *post mortem examination* na isinagawa sa labi nina Pinza at Candor ang pahayag ng AFP-PNP na namatay sa labanan ang dalawa. Ayon sa ulat, *severe head trauma* ang kanilang ikinamatay na palatandaang malapitan silang binaril sa ulo. Wala ring *exit wound* ang mga punglong pumatay sa kanila.

Dahil wala nang armas at kakayanang lumaban, sina Pinza at Candor ay parehong *hors de combat* na hindi dapat pinaslang ng mga militar alinsunod sa Protocol II of 1977 ng Geneva Convention at kasunduan sa pagtrato sa mga bihag ng digma.

Katulad ng iba pang mga kaso, tinangka pang ipagkait ng mga militar ang labi ng dalawang kasama sa kanilang kaanak at pinagturu-turuan pa kung sino ang mga responsable para sa pagsasauli ng mga labi sa pamilya. Matapos maiproseso ng mga pamilya at ng kasama nitong *humanitarian team*, naiuwi rin ang mga bangkay sa kani-kanilang mga bayan. Dito ay ginawaran sila ng pinakamataas na pagpupugay bilang mga rebolusyonaryong martir ng sambayanan. K

*Mga kwentong* **I ❤ NPA**

# NPA pa ako!



Higit 60 na ako! Tita! Nanay! Lola! Matanda! Ka Oryang! Iyan ang tawag sa akin ng mga kasama at masa sa loob ng sonang gerilya.

"Di ho ba kayo nahihirapan? Baka ho madulas kayo? Kaya nyo pa ba iyang dala ninyo? Ilang taon na po ba kayo?" Tanong ng mga kabataan sa akin. Lagi din nilang pinapansin ang puting buhok ko na nangingintab sa sikat ng araw kapag naglalakad. "Sayting ho iyang ulo nyo, baka ma-isnayp. Dapat magsumbrero po kayo!".

*Senior citizen* na ako at kwalipikado na sa mga benepisyo nito. Kung nagtuluy-tuloy naman sa pagtatrabaho bilang isang guro o empleyado ng gubyerno, retirado na sana at pensyonado. Paupo-upo na sana sa silyang tumba-tumba habang pinananood o sinasaway ang aking mga apong malilikot at naglalaro sa paligid.

Pero iba ang landas na tinahak ko at malayo dito ang buhay na pinili ko. Mula sa aking pampulitikang pagkakamulat sa panahon ng matinding panunupil sa mga taon ng pag-iral ng Martial Law noong estudyante pa sa pamantasan hanggang sa sumampa ako sa NPA noong 1985, hanggang kasalukuyan—inilaan na ang panahon at buong buhay sa pakikibaka at pagsusulong ng pambansa demokratikong rebolusyon.

Habang binibilang ko ang mga linya sa aking balat at noo, tinitingnan ang mga peklat sa paa at malalaking binti, at ang tuhod kong nilalagnat at gumegewang-gewang na sa lusungin—masaya kong iniisip, tatak at bakas na ito ng buhay at pakikibaka sa kanayunan sa piling ng mga kasama at masa. Kasama talaga ito sa trabaho. Iniisip ko din kung ilang taon pa akong tatagal sa NPA?

Lagi kong alaala na may tatlong mahahalagang bagay na kailangan ang isang rebolusyonaryo at gerilya — malakas at matatag na pag-iisip, malakas na baga, at malakas na binti *(strong will, strong lungs & sturdy legs)*. Pasado pa ako sa una at pangalawa ngunit sumasabit na sa pangatlong pamantayan dahil sa rayuma, monggo, sardinas at ubod!

Aling binti at tuhod ba naman ang makakatatag sa tatlong dekada ng ahon at lusong sa kabundukang naka-ambus ang mga limatik; sa mahabang baybayin sa tabing dagat; sa madadawag na kaparangan at makikitid na pilapil sa mga tubigan sa kapatagan para maabot ang mas maraming masa?

At sinong maysabi na mga kabataan lamang at ang malalakas pa ang maaaring maging NPA? Sabi nga ay 25-35 taong gulang ang pinaka-ideyal na edad ng isang gerilya.

Pero hindi ako bagong sampa. 35 taon na akong NPA! Wala pa akong trenta noong sumampa sa NPA—may asawa na at isang anak—kasiglahan at kalakasan pa ng katawan at pag-iisip. Kasama sa mga pagsasanay militar, mga TO at mga depensibang labanan; kasama ng mga MB at organisadong masa sa pagkumpiska ng mga ari-arian ng mga panginoong maylupa. Magkakasama ang NPA at masa sa pag-okupa sa mga winasak at mga abandonadong pastuhan—na ngayo'y mga produktibong mga palayan at taniman na. Pinagdaanan namin ang mga mahihirap na mga gawain ng ekpansyon, konsolidasyon at rekoberi ng baseng masa; kilusang pagwawasto at muling pagbangon. Magkakasamang hinarap at binigo ang mga Oplan ng kaaway upang kitlin sa usbong ang NPA hanggang sa FMO at RCSPO ng JCP Kapanatagan!

Mga ilang henerasyon na ng NPA ang nakasama ko—ang mga nauna pa sa akin na nagturo at naghubog sa akin; mga kasabay, napasampa at sinanay—may nag-AWOL, may sumuko, may napagod at may bumaligtad at naging kaaway ngunit mas maraming nagpatuloy at nagpakatatag. Marami nang naging martir ng rebolusyon, kabilang ang aking mahal na kabiyakasama.

Ako, babae. May edad na. Pero NPA pa rin! Pinalad at buhay pa at nagpapatuloy ng pakikibaka at pagtangan sa sandatang nabitiwan nila. Kasama ko ngayon sa yunit ay halos mga anak at apo ko na. Pero hindi pyudal ang aming relasyon kundi magkakasama, magkakatuwang at nagtutulungan. Pinagsasanib ang mga karanasan at kaalaman ng may mga edad na NPA sa lakas at kapangahasan ng mga bago at mga batang NPA. Hamon ko sa mga kabataang mas malalakas pa at makakayanan— mula sa iba't ibang uri at sektor, anuman ang kasarian na lumahok sa armadong pakikibaka. Sumampa sa NPA!

"Hindi ho ba kayo napapagod, nagsasawa at naiinip?," tanong ng mga kabataang hukbo at masa sa akin.

Aba'y siyempre naman napapagod! Sino bang NPA ang hindi napapagod? Kahit nga mga kabataan at malalakas ay napapagod din. Pero ang mga kahirapang ito ay napapangibabawan ng pangangailangang magpursige sa mga gawain sa pagtatayo ng base, rebolusyong agraryo at armadong pakikibaka — at mga tagumpay na nakakamit sa proseso ng pakikibaka ng masang magsasaka.

Nawawala ang pagod kapag nagbubunga ang pagkakaisa ng NPA at masa, nabubuo ang mga organisasyon, napapakilos sila para sa kanilang mga karapatan at kabuhayan, at magkasamang naipagtatagumpay ang mga laban sa lupa, kabuhayan at karapatan! Walang pagod kapag magkasama ang NPA at masa mula sa pag-aayos ng tubigan, irigasyon hanggang sa anihan at pagkain.

Wala ang pagod kapag nabalitaan ang paglakas ng kilusang masa sa mga lungsod at kabayanan! Inspirasyon ito at bukal ng mga kadre at mandirigma sa kanayunan. Maaalala ang mga welga ng manggagawa at boykot ng mga kabataang estudyante, lakbayan ng mga magsasaka—magkikita lahat sa Mendiola!

Wala din tayong sawa sa paggapi sa mga kaaway ng mamamayan—mga kaaway sa uri at mga kontrarebolusyonaryo. Lalong hindi tayo napapagod at nagsasawa sa pagsusulong ng matagalang digmang bayan.

Laging nasaisip ang tinuran ni Kasamang Mao sa Ang Matandang Hangal na Nag-alis ng mga Bundok na: "Magpakatatag, huwag matakot sa pagpapakasakit, pangibabawan ang lahat ng hirap upang magkamit ng tagumpay!"

Inip? Talo tayo kapag nainip. 51 taon na ang NPA. Tulad ng sabi ni Kasamang Mao, "ang rebolusyon ay hindi piknik". Hindi madali. At hindi dapat magmadali.

Walang puwang ang pagkainip kung nananalig ka sa pagtatagumpay ng Partido, hukbo at masa at masaya tayo habang gumagampan sa ating ng tungkulin. Sa dami ng gawain ng NPA sa pagrerebolusyon, pramis, hindi ka maiinip!

Tiyak tayong magtatagumpay ang rebolusyon! Maiinip lamang ako kung iisipin ko na para sa akin pa ang ipinaglalabang ito at kung aabutin ko pa ang tagumpay. Subalit ang pinag-aalayan natin ng buhay at sakripisyo ngayon ay hindi ang sarili kundi ang mga anak at apo natin— ang mga susunod na henerasyong Pilipino.

Ang mahalaga, iniaambag natin ang ganang kaya natin! Hindi ko na kayang gawin ang dating kinakaya ko— hindi na maaaring sumama sa mga TO, ni maging kumander ngunit napakarami pang gawain ang NPA na angkop sa aking kakayahan at edad. Maaaring maging *political officer*, rebolusyonaryong guro, propagandista, nanay, kapatid, gabay at iba pa sa mga kasama.

Ba't ako maiinip? Hindi ko man matanaw o abutin ang tagumpay, masaya na akong maging bahagi nito.

Nakikinita ko ang sasabihin ng aking mga apo— "kaya pala hindi namin makasama nina Papa at Mama sa bahay sina Lolo at Lola at bihirang makapiling dahil abala sila sa pagpupundar ng isang malaya, makatarungan at maaliwalas na bukas para sa aming henerasyon at sa susunod".

Mahal ko ang NPA; mahal ng masa ang NPA dahil hukbo ito ng masa!

Isa, dalawa o ilang taon pa! Kakayanin ko pa!

#Sa NPA ako forever! K

# "Akyu"



Bakit po mahal ninyo ang NPA?"

Napangiti ako. Nilingon ako ng aking asawa at ang aming anak, si Akyu. Mahaba ang kwento sa likod ng palayaw ni Akyu. Dalawang taon mahigit na ang nakalilipas mula noong huli kaming daanan ng mga kasama. Unang beses namin noong makakita ng pulang hukbo, ngunit hindi kami natakot. Bagamat sila'y may sukbit na baril, sa mainit nilang ngiti at mahigpit na pangamay ay magaan agad ang loob naming mag-asawa. Kinamusta nila kami, ang aming kabuhayan at kalusugan. Bakas sa kanilang mukha ang sinseridad sa pagtulong. At doon ko na ibinahagi ang kwento namin. Kinaharap naming mag-asawa noon ang problema sa pagkakaanak. Tatlong taon na kaming nagsasama pero hindi pa rin nagbubuntis ang asawa ko.

"Nakapagkonsulta na po ba kayo sa doktor?"

"Naku, malayo ang ospital dito. Maraming gagastusin, papunta pa lang."

"Totoo iyan. Kung ganoon, may pwede tayong subukan, pero hindi namin maigagarantiyang gagana ito. Handa ba kayong subukan?"

Sinubukan ng mga kasama ang pagtuturok, ang sinasabi nilang *acupuncture*. Isang linggo mahigit sigurong regular na ina-akyu ang aking asawa. Kalauna'y umalis rin ang mga kasama at bitbit nila ang ilang sakong kamoteng-baging at ang aming pangakong maaari silang bumalik anumang panahon.

At ngayong taon, bumalik nga sila. Laking gulat nila nang makita nila ang aming panganay, si Akyu. Isa't kalahating taon na ang aming anak na babae, at ngayon, buwan ng Pebrero, taong 2020, ay kabuwanan na ni misis. Nagdadalang-tao siyang muli. Naaalala ko ang mga kasama sa tuwing nakikita ko si Akyu. Hindi makukumpleto ang aming munting pamilya kung hindi dumaan ang mga kasama noon. Patuloy kaming sumusuporta sa kanila sa anumang paraang makakaya namin.

Napamahal na ang mga kasama sa akin. Mahal ng aming munting pamilya ang NPA. Maraming dahilan kung bakit: dahil hukbo namin sila, tapat silang naglilingkod sa amin, at nakakatulong namin sila sa mga problema sa aming baryo. Pero isa sa pinaka-ipinagpapasalamat ko sa mga kasama? Si Akyu. K